# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 29

**Tumatalima ang NDFP sa internasyunal na makataong batas at batas ng digma. Nangunguna sa adyenda nito sa usapang pangkapayapaan ang CARHRIHL hanggang sa maipagtagumpay na mabuo ang kasunduan sa ilalim ng rehimeng US-Estrada. Nakikipagtulungan ang NDFP sa iba't ibang institusyon, grupo at maging sa internasyunal na mga korte upang ipagtanggol ang karapatang tao laban sa teroristang estado.**

*At Dumating si Duterte at mga Pasista**

*Mula sa Kalatas Hunyo 2020*

Una, tinugis nila ang mga adik, at ako´y nanahimik–
Dahil hindi ako isang adik
Pagkatapos tinugis nila ang mga terorista, at ako´y nanahimik–
Dahil hindi ako isang terorista

Sumunod, tinugis nila ang mga Komunista, at ako´y nanahimik–
Dahil hindi ako isang Komunista
Pagkatapos tinugis nila ang mga magsasaka at mga katutubong minoridad, at ako´y nanahimik–
Dahil hindi ako magsasaka o isang katutubong minorya

Nang tinugis nila ang mga unyonista at maralitang lungsod, ako´y nanahimik
Dahil hindi ako unyonista o maralitang tagalungsod
Sumunod, tinugis nila ang mga tagapagtanggol ng karapatang-tao at mga aktibista, at ako´y nanahimik–
Dahil hindi ako tagapagtanggol ng karapatang-tao o isang aktibista

Pagkaraan, tinugis nila ang mga mamamahayag, tagapagtaguyod ng karapatang sibil at mga kritiko, at ako´y nanahimik
Dahil hindi ako mamamahayag, tagapagtaguyod ng karapatang sibil ni isang kritiko
Paglaon, ako ay kanilang tinugis–ngunit wala nang natirang magtatanggol sa akin

**Isang adaptasyon ng "First they came for…", tulang isinulat ni Lutheran pastor Martin Niemöller (1892-1984), isang Aleman, hinggil sa kawalan ng pakialam sa pulitika ng mga intelektwal na Aleman matapos ang pag-akyat sa kapangyarihan ng Nazismo ni Hitler.*